




- Pagtuturo ng wikang arabik.
- Mga panayam tungkol sa mga okasyong pang-islam, mga kapistahan at okasyong pambansa.
- Mga programa sa pakikipagtulungan ng Philippine Embassy sa Kuwait.
- Seminar para sa mga magpapakasal.
- Mga seminar tungkol sa mga tradisyon at kaugaliang kuwaiti.
- Mga Kompetisyong Pangkultura.
- Mga Pamamasyal at Paglilibang.
- Mga Programang Pampalakasan.
- Monthly Magazine ng Center (PAG-USAPAN PO NATIN !).

**Kami po ay malugod na nag-aanyayasa inyong pagbisita sa ating sentro.**





المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
**Kuwait Philippine Cultural Center**

CMS
معهد كامز للتدريب الأهلي
CENTRE FOR COMPUTER & MANAGEMENT STUDIES

جمعية النجاة الخيرية

# LIBRENG PAG-AARAL NG ARABIK PARA SA MGA PILIPINO

**(With Certificate)**



## For reservation and registration

**Tawag lang sa 24712574 or 24756796**

**Extention 102 sa mga lalaki, Extention 116 sa mga babae**

**Office Hours: Sundays to Fridays, Morning 8:00– 1:00, Evening 4:30 – 8:30**

**KPCCenter is Closed on Saturdays**

## ARABIC CLASS 2012 – 2013 SCHEDULE OF CLASSES & REGISTRATION

| BATCH | REGISTRATION PERIOD | DURATION OF CLASSES |
|---|---|---|
| 1st Batch | February 1 – 29, 2012 | March – June 2012 |
| 2nd Batch | June 1 – 33, 2012 | July – November 2012 |
| 3rd Batch | November 1 – 31, 2012 | December 2012 – March 2013 |

Mag-aral Bumasa at Sumulat ng Arabik sa Loob Lamang ng Apat na Buwan

FILIPINO MAGAZINE **PAG-USAPAN** PO NATIN !

Chief Patron
Mohammad Ismail Al-Ansari
Editor
Ullessis F. Abaya
Columnists:
Joselito Tabing
Issa Mohammad Tragua
Ust. Abubaidah Salud Satol
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Wahibie Tamama
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Mailyn Rodriguez
Usta. Pahima Guiabal
Usta. Halima Mantawil

Review and Approval Committee
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Bro. Muhammad F. Sumaway
Bro. Ahmad Yusuf Abaya
Usta. Halima Mantawil

Designer
Nader Bellal
PUBLISHED BY
KPC Center
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12
Phone 24712574, 24756796
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
www.pagusapan.com

Khalid Abdullah Al-Sabea
General Director
Ust. Marouf Baraguir Ali
Head, Men Section
Usta. Halima Mantawil
Head, Women Section






*Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.*

*Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.*

*Para sa mga komento at mga katanungan, mag-e-mail sa:*
*ullessis@yahoo.com*






كيف تستخدم المرأة عقلها





أنشطة المركز






دراسة الكلية اثناء العمل في الكويت





ميندناو





الصحة ودواء الطبيعة

# PAANO BA MAG-ISIP ANG BABAE?

*Maraming nagsasabi na nakakalito daw ang mga babae. Hindi ito totoo. Oo, minsan impulsive at pabigla-biglang magdesisyon ang mga babae. Minsan din pabago-bago ng isip at minsan taliwas sa gusto ang sinasabi... ngunit hindi ba lahat naman tayo ganun? Lalaki o babae may mga pagkakataon naman talagang ganoon?*
*Ang tunay na dapat sisihin sa pagkalito ng mga lalaki sa mga babae ay ang maling representasyon ng mga kilos nila na binabahagi ng lalaki sa kapwa lalaki. Para hindi na kayo malito,basahin niyo ang mga sumusunod. Hindi ito galing sa kabarkada mo, kuya mo, tatay mo o kung sino mang lalaking nagmamagaling at nagsasabing kilalang kilala na nila ang mga babae... galing ito sa isa mismong babae. Hindi ko sinasabing lahat ito ay totoo, meron kasing mga pagkakataong yung babaeng iyon ay "kakaiba". Sila ang exemption to the rule. Pero sa nakararami, eto ang totoo. Ililista ko ang mga maling detalyeng inaakala mong tama tungkol sa mga babae.*
*1. Hindi totoong ang "ultimate dream" namin ay ang makahanap ng taong magmamahal sa amin. Marami kaming ultimate dreams, isa dito ang magkaroon ng libo-libong sapatos, damit at make-up. Pati na rin ang makain ang lahat ng masasarap na pagkain sa buong mundo ng hindi kami tumataba.*
*2. Hindi totoong mahirap kaming intindihin. Masyado ka lang literal mag-isip. At hindi ito nakakatulong dahil karamihan sa amin ay sarcastic. Sa totoo lang, *at maraming magdedeny nito* karamihan ng mga sinasabi namin hindi talaga yun ang gusto namin. Kapag sinabi naming "Sige, mambabae ka lang wag kang magpapahuli sakin." HINDI ibig sabihin nun na OKAY LANG MAMBABAE.*
*3. Kapag kami nagmahal, binibigay namin LAHAT as in LAHAT LAHAT. Ultimo pera namin binibigay namin... Oo, para din kaming bakla.*
*4. Taliwas sa inaakala pero mas magaling magsinungaling ang mga babae kesa sa lalaki. Mas magaling kaming magtago ng sikreto.... basta tungkol ito sa amin.*
*5. Hindi talaga namin hobby mang-away.... maniwala ka man o hindi. Pero mahirap lang talaga para sa amin na hindi pansinin ang mga bagay na paulit-ulit na ginagawa.*
*6. Gusto naming nagseselos ka, pero ayaw naming pinagseselos mo kami. Hindi talaga nakakatuwa kapag nakikipagtext ka pa sa ex mo. Kahit ano pang maayos na dahilan, hindi siya nakakatuwa. Madali namang intindihin yun di ba?*
*7. Hindi namin naappreciate kapag pinupuna mo ang kahit ano sa katawan namin... maliban kung papuri ito. Kung hindi ito papuri, gumawa ka ng paraan kung paano mo masasabi ito ng maayos... yung maayos na maayos. Pero mag-ingat ka dahil baka naman mapansin namin na "You're trying to be nice".*
*8. Never reject, maging gentleman ka. Kapag may babae kang nireject dahil tingin mo hindi siya maganda... iisipin ng sampung babae na kakilala niya na masyado kang mayabang. At iisipin ng sampung babaeng kilala ng sampung babaeng kilala niya na mayabang ka rin. Kakalat ito at hinding hindi ito makakatulong sa imahe mo.*
*9. Kapag hindi siya tumawag after ng isang date, tawagan mo siya. Bihira ang babaeng unang magpaparamdam matapos makipagdate. Kapag tumawag siya, hindi ibig sabihin na patay na patay na siya sa iyo. Tumawag siya dahil nagustuhan ka niyang kasama. Wag ka mag-feeling agad.*
*10. Mas magaling kaming manloko. Alam namin kapag nagsisinungaling ka. Niloloko ka lang namin na naniniwala* *(pinkmanure.blogspot.com)*

# PINOY RECIPE

Ni Sister Um Ismael

*(Iba't Ibang Luto ng Manok)*

## *APRITADANG MANOK 1*

*MGA SANGKAP:*

*½ kilo ng manok, hiniwang pakuwadrado*
*2 kutsarang tinadtad na bawang*
*½ tasang hiniwang sibuyas*
*½ tasang tomato sauce*
*1 tasang sabaw ng manok*
*1 siling berde*
*¼ kilo ng patatas, inapat*
*¼ kilo ng carrots, inapat*
*1 kutsarita ng asin*
*1 lata ng gisantes*
*1 kutsaritang liquid seasoning*
*1 dahon ng laurel*
*mantika*
*paminta*

*PARAAN NG PAGLULUTO:*

*1. Papulahin ang manok sa mantika. Hanguin at itabi.*
*2. Igisa ang bawang at sibuyas.*
*3. Idagdag ang tomato sauce, laurel at sabaw ng manok.*
*4. Pagkulo ay isama ang manok, patatas, sili, carrots at gisantes.*
*5. Palambutin ang karne.*
*6. Paglambot ay timplahan ng liquid seasoning.*

## *APRITADANG MANOK 2*

*MGA SANGKAP:*

*1 kg. manok*
*4 na kamatis*
*2 kutsarang toyo*
*2 kutsarang mantika*
*2 sibuyas*
*3 patatas*
*¾ kutsaritang asin*
*¼ tasang tubig*
*paminta*

*PARAAN NG PAGLULUTO:*

*1. Hiwain ang manok ng katamtamang laki "bite-size"*
*2. Buhusan ng kumukulong tubig ang mga kamatis. Hayaan ito ng mga ilang segundo. Balatan at hiwain ng 6 na piraso.*
*3. Balatan ang mga patatas, hiwain rin ng "bite-size."*
*4. Hiwain ang sibuyas nang pahaba.*
*5. Painitin ang mantika sa kawali.*
*6. Igisa sandali rito ang sibuyas. Isama sa paggisa ang manok, kamatis at toyo ng 1 minuto.*
*7. Hinaan ang apoy at pakuluan ng 10 minuto pa.*
*8. Ihalo ang patatas, asin, paminta, at tubig.*
*9. Iluto nang 15 minuto pa o hanggang sa maluto ang patatas.*

*(Source:Piling-piling Lutuing Pilipino, R.P.Nem Singh, G.V.Manaog; Isa-Jecho Publishing Inc)*

BUHAY OFW

*Dear Kuya Eli...*

# KAMING MGA OFWS



Ullessis Abaya
ullessis@yahoo.com

*Marami sa mga mahal natin sa buhay ang hindi o marahil ay walang alam tungkol sa buhay nating mga OFW sa ating host country. Hindi nila alam ang lahat ng mga paghihirap, pasakit at kalungkutan na dinaranas natin at ang nakakalungkot pa dito ay marami sa mga mahal natin sa buhay ang halos walang pakialam sa kung ano ang pinag dadaanan natin at paano natin naitatawid ang buhay abroad. Dahil kung me pakialam sila sa atin at kung alam nila ang nangyayari sa tin saan bansa man tayo nag tratrabaho ay marahil maiintindihan nila kung gaano kasakit sa ating mga OFW ang mabalewala.*

*Di ba nga kadalasan makaka receive lang tayo ng text mula sa mga mahal natin sa buhay isang linggo bago ang sahod. Maaaring nangangamusta silang talaga, pero kasunod noon ang pag papaalala sa atin ng ating regular at monthly remittance sa kanila gamit ang mga paalalang "alam mo naman na mahirap ang buhay dito sa atin ngayon, nag sisipag taasan ang halos lahat ng bagay, etc." At oras na maipadala mo na ang kailangang pera ay sa hindi maipaliwanag na dahilan ay kumbakit ni isang text na confirmation na natanggap na nila ang remittance natin sa kanila na me kasamang thank you, ay tila nakakalimutan nila? Kaya tuloy ikaw pa ang tatawag sa kanila upang makumpirma kung natanggap nila ang padala natin saka pa lang sila aligagang mag sosori at nakaligtaan nilang sabihan tayo.*

*Kadalasan ang ganitong eksena ang siyang pinag mumulan ng tampuhan between sa OFW at sa mga mahal sa buhay. Pero hindi ko naman nilalahat. In fact, me mga kakilala akong regular naman na nakikipag usap sa kanilang mga mahal sa buhay me padala man o wala, ontime man ang remittance o nadedelay. Ngunit tila kaya kong bilangin sa aking mga daliri ang ganitong mga halimbawa. Kasi karamihan sa mga kamag anak ng OFWs ay nagiging makakalimutin na oras matanggap ang pera o padala ng mga OFW. Ang masaklap pa, me mga tagpo sa buhay OFW na hindi nahahawakan ng maayos o hindi na ilalagak sa tamang gastahan ang salaping natanggap nila kaya ang ending ay wala halos naiipon ang mga mahal sa buhay ng OFW.*

*Kung hindi man zero balance pag uwi o kaya ay nag luko si misis at napunta lahat sa kanyang kulasisi o lalake ang perang dugo't pawis na pinag hirapan ng kanyang esposo sa malayong bansa masunod lamang nito*

*ang kapritso ng kanyang kabiyak ngunit sa kasamaang palad pala ay nagpapakasasa sa kandungan ng iba.*
*O kaya naman ay napupunta ang kani-kanilang anak sa hindi tamang landas. Ang iba ay nalululong sa droga dulo't ng puro barkada at lakwatsa dahil sa kaluwagan sa pera. Tuloy ay napababayaan ang pag aaral at huli na kung ito'y matuklasan kalimitan.*

*Sa ganitong mga problema, kaming mga OFWs ay labis na nalulungkot, nababahala at nasasadlak sa malalim na emosyunal na suliranin. Kadalasan ay wala kaming makitang kakampi upang kahit paano'y maibsan ang aming labis na pighating nadarama sa mga ganitong problema.*

*Mahirap talaga ang buhay OFW. Una, malayo sa pamilya! Kaya sa maraming pagkakataon ay hindi nagiging maayos ang relasyon sa mga anak at maging sa asawa. Dahil maaaring nagiging abala ang OFW sa kanilang trabaho upang kahit paano'y maka takas sa kalungkutan o "homesickness" na bumabalot sa aming pagkatao o kaya naman ay nasasadlak sa ibang bagay.*

*Pangalawa, marami sa mga mahal sa buhay ang hindi nakakaalam sa trabahong kinasasapitan naming mga OFWs. Karamihan sa amin lalo na yaong nasa mababang level ng pag gawa ay naaabuso ng aming mga employer one way or another ika nga!*

*Ngunit ano ang magagawa? Andidito na, at nakakahiya namang bumalik sa pinas lalo't katakut-takot na utang ang ginawa makarating lang sa bansang inaakalang mag bibigay sa kanila ng kaginhawahan.*

*Kaya nakakalungkot talaga para sa aming mga OFWs ang "malimutan" o "mabalewala" ng aming mga mahal sa buhay oras na matanggap nila ang aming perang padala para sa kanilang kaginhawahan.*

*Hindi sa nanunumbat o anu pa man, ang hangarin ko sa artikulong ito ay maliwanagan ang aming mga mahal sa buhay na ma aapreciate kaming mga OFWs at patuloy na ipakita ang kanilang pagmamahal sa lahat ng panahon ng sa ganun ay lalo pang lumakas at tumatag ang kalooban namin.*

*Ang isang simpleng text na kamusta, ok ka lang ba diyan, we miss you ng mga bata? Ay hindi malirip na kaligayahan na ito sa aming mga damdamin o kaya ay message sa FB na punung-puno ng pagmamahal.*

*Sa makabagong panahon ngayon kung saan ay mas madali na nating naipapaabot ang ating mga saloobin sa mga kamag anak, ka opisina, at iba pa ay higit nating itong iaalay sa mga katulad naming OFWs na labis na nangangailangan ng pang unawa, suporta at pagmamahal mula sa aming mga pinakamamahal sa buhay. Higit kailanman sana po ay huwag natin ipakita na naalala lang natin ang mga mahal na ting OFW kapag malapit na ang padalahan ng pera at makakalimutan oras na matanggap na ito. Salamat po! (Ni ednun2775, definitelyfilipino.com)*


African fish eagle

# Mga Ibong Mangingisda

ANG mga mangingisda—tao man o ibon—ay may tatlong kailangang gawin: **(1) makahanap ng isda, (2) makalapit dito, at (3) mahuli ito.**

Ang mga mangingisda sa Ehipto noong sinaunang panahon ay karaniwan nang gumagamit ng sibat. Ang pamamaraang ito ay halos kapareho ng ginagawa ng mga heron bago pa ito matutuhang gawin ng tao.

Ang gray heron, isang ibon na karaniwang makikita sa delta ng Ilog Nilo sa Ehipto, ay may matulis na tuka na nagsisilbing pansibat ng isda. Natutuhog pa nga nito nang sabay ang dalawang isda, at nakakakain ito ng mga kalahating kilong isda bawat araw. Masasabing pagdating sa pangingisda, mas maabilidad ang heron kaysa sa tao.

Karaniwan na, minamanmanan muna ng heron ang kaniyang huhulihin. Dahan-dahan itong lalakad sa mababaw na tubig o kaya'y tatayo lang nang hindi gumagalaw habang nakaamba ang tuka. Kapag napalapit ang isang isda, biglang ilulubog ng heron ang kaniyang ulo sa tubig para tuhugin ito ng kaniyang tuka. Kailangan lang niyang maging matiyaga para may mahuli.

## Nag-uumang ng Pain

Ayon sa aklat na *The Life of Birds,* tila ginagaya ng mga green-backed heron sa Japan ang mga taong nagpapakain ng tinapay sa mga isda sa lawa. Ang matatalinong ibong ito ay nagpapain ng mga piraso ng tinapay para palapitin ang mga isda.

Ang mga tagak sa Caribbean ay nagpapain din ng tinapay. Pero nakakahuli rin sila ng isda nang hindi gumagamit ng anumang pain maliban sa kanilang dilaw na paa. Habang nakatuntong sa mababaw na tubig ang isang paa, iginagalaw-galaw nila sa tubig ang kabilang paa para mapansin ng nag-uusyosong isda.

## Nandadagit

Iba't iba ang paraan ng mga ibon sa pangingisda. Ang mga fish eagle, na karaniwang tinatawag na osprey, ay nandadagit. Lumilipad sila sa tapat ng tubig at naghahanap ng isdang malapit sa ibabaw ng tubig. Kapag may namataan sila, ititiklop nila ang kanilang mga pakpak, bu-


Gray heron

(Mula sa Gumising! magazine ng Watchtower Bible and Tract Society, Philippines)

bulusok sa tubig, at saka dadagitin ng kanilang mga paa ang isda. Kailangan nila rito ang matalas na paningin at mahusay na tiyempo.

Kung minsan, hindi mailipad ng mga African fish eagle ang isdang nahuli nila dahil sa bigat nito. Maaaring tumimbang ang isda nang mahigit dalawa't kalahating kilo! Ano ngayon ang gagawin nila? Nakita ng mga naturalista na para makarating sa baybayin, ipinansasagwan ng ilan sa mga ibong ito ang kanilang mga pakpak!

### Sumisisid

Ang mga gannet at booby ay naninisid din ng isda, pero pa-vertical ang bulusok nila sa tubig. Ang maliliit na kawan ay sama-samang lumilipad habang naghahanap ng pangkat ng mga isdang lumalangoy malapit sa ibabaw ng tubig. Dahil makikintab ang mga isdang ito, ang dagat na matingkad na asul ay nagkukulay mapusyaw na berde kapag tiningnan mula sa itaas. Kapag nakita ito ng mga gannet at booby, naghahanda na silang umaksiyon.

Kapag ang mga gannet ay may nakitang pangkat ng mga isda, bumubulusok sila sa dagat na parang mga pana sa bilis na umaabot sa 96.56 kilometro kada oras. Para silang mga diver sa Olympics! Mapapansin agad ito ng ibang mga kawan at mabilis na magdadagsaan para makisali sa kainan.

Di-gaya ng mga heron, hindi tinutuhog ng mga booby at gannet ang isda gamit ang kanilang tuka. Dahil sa bilis ng pagsisid, nakaaabot sila nang ilang piye sa ilalim ng tubig. Pagkatapos, habang pumapaibabaw sa tubig, huhulihin nila ang isda at lululunin ito.

Magaling ding sumisid ang mga tern, pero mas malapit sila sa tubig habang naghahanap ng mahuhuli. Ayon sa *Handbook of the Birds of the World,* sa halip na mabilis na bumulusok sa tubig gaya ng mga booby at gannet, ang mga tern ay gumagamit ng "kasanayan sa paglipad." Dinadagit nila ang isda mula sa ibabaw ng tubig. Bihira silang sumisid sa ilalim ng tubig para manghuli ng isda, at saglit lang nila itong gawin.

### Nagtutulungan

Ang mga pelican ay mukhang kakatwa dahil sa napakalaki nilang tuka, pero mahusay silang lumipad at mangisda. Kadalasan na, ang mga brown pelican ay sumisisid para manghuli ng isda, at kung minsa'y inaagaw nila ang nahuli ng mga mangingisda sa lambat. Pero talagang napakahusay ng mga pelican sa pangingisda nang sama-sama.

Likas sa mga pelican ang magsama-sama. Kapansin-pansin na palagi silang nagtutulungan sa pangingisda. Karaniwan na, isang pangkat ng 12 pelican ang lumalapag sa tubig at humahanay nang medyo pabilog. Dahan-dahan silang lalangoy at itataboy sa mababaw na tubig ang isang pangkat ng mga isda. Habang ginagawa ito, ibinubuka nila ang kanilang mga pakpak, sabaysabay na ilulubog sa tubig ang kanilang ulo, at huhulihin ang mga isda gamit ang kanilang mga tuka.

Siyempre pa, gaya ng mga taong mangingisda, madalas ding walang huli ang mga ibon. Pero karaniwan nang mas mahusay sila sa pangingisda kaysa sa mga tao.

Northern gannet



Common tern





Australian pelican

# "Bernardo Carpio"

*Ni Aquino de Belen*

*Tinitimpi sana't ayaw nang isaysay,*
*Isaysay ang sintang sa puso'y namahay,*
*Namahay na sinta'y kung aking bayaan,*
*Bayaan ay tantong aking kamatayan!*

*Kamatayan ko nga ang hindi pag-irog,*
*Pag-irog na ito sa iyo ay handog,*
*Handog yaring puso hanggang sa matapos,*
*Matapos sa iyong gandang maalindog,*

*Maalindog ka nga sa aking paningin,*
*Paningin ko'y ikaw ang sinasalamin,*
*Sinasalamin ka nang buong paggiliw,*
*Paggiliw ko'y wagas, walang pagmamaliw.*

*Walang pagmamaliw, ang aking pag-ibig,*
*Pag-ibig sa iyong kahinhina't dikit,*
*Dikit mo'y namugad sa puso ko't dibdib,*
*Sa dibdib ko'y di na yata mapapaknit.*

*Mapaknit man ito, ako'y mamamatay,*
*Mamamatay ako kung lumimot ikaw,*
*Ikaw may lumimot at ako'y bayaan,*
*Bayaan mo akong umibig nang tunay?*

*Sa awit, diga ito ni Don Sancho kay Donya Jimena at pasakalye sa kaniyang tayag na tila siya "tinangay ng agos" sa laot ng dagat at malamang "malunod sa luha ng sinta at paghihimutok" kapag hindi nakamit ang pag-ibig ng prinsesa. Ang tanikala ng kabilaang tugma ay talinghaga mismo ng ibig ipahayag ng tula. Ang sayusay ng diga ni Don Sancho ay mistulang imahen ng sinasabi niyang pagkawag-kawag sa gitna ng dagat, ng sumisikdong desperasyon sa pahayag, dahil sa pangambang mabigo ang pagsinta.*

*Mula sa aklat "Pag-unawa Sa Ating Pagtula, Pagsusuri at Kasaysayan ng Panulaang Filipino" ni Virgilio S. Almario (Pambansang Alagad ng Sining sa Panitikan)*

# Samahang T.R.O.P.A.






















*Idinaos kamakailan lang ang ika-37 kaarawan ng TROPA Vice-President na si Mr. Carlito G. Galaus, dinaluhan ng mga kasapi ng samahang ang konting salu-salo na ginanap sa kanyang tirahan sa Fahaheel. Hindi nawala sa okasyong ito and mga opisyales, sa pangunguna ng President na si Mr. Gahla De Jesus, ang Secretary Mr. Romy Aldana at Mr. Rodel Gutierrez, Treasurer Mr. Teddy Floresca, TROPA-Basketball Team Coach Mr. Rene Alvarez, ang mga kaibigan at miyembro ng TROPA. Isinama na rin sa pagtitipong ito ang mga plano sa nalalapit na anibersaryo ng samahan, at mga dapat gagawing activities.*

# Pagsisimula ng Negosyo



Ni William M. Rodriguez II

KILALANIN ANG SARILI. Kilalanin munang mabuti ang sarili bago sumabak sa pagnenegosyo. Kailangan alam mo ang iyong kakayahan para 'di nangangapa. Gaano ka ba kadesidido sa negosyong nais pasukin? Mahirap kasi 'yung urong-sulong dahil walang ibang talo kundi ikaw. Mayroon ka bang sapat na panggastos lalo na't mag-uumpisa pa lang. Mahalagang magkaroon ng mission at vision para sa paglipas ng isa o dalawang taon ay makita mo kung natupad ba ang hangaring umunlad ang negosyo batay na rin sa iyong projection.

TAMANG PERSONALIDAD. Pagkatapos mong makilala ang iyong sarili dapat ay alam mo na kung saan ka lulugar o ano'ng uri ng negosyo ang papasukin batay na rin sa iyong personalidad. Kung mahilig kang manggupit ng buhok, barber shop o beauty parlor ang bagay sa iyo. Kung mahilig ka sa alahas, maaari mong pasukin ang pagtitinda ng alahas. Kumikita ka na nag-ienjoy ka pa. Hindi kasi tama ang ginagawa ng iba na porke't uso ay makikisabay na rin kahit wala namang kaalaman hinggil doon. Halimbawa, sinasabing patok ang food business dahil lahat nga naman ng tao ay kumakain. Oo, tama ito pero ang tanong masarap ka bang magluto? Marahil naranasan mo na ring kumain sa mga karenderya o fast food na 'di naman masarap ang pagkakaluto ng ulam. Siyempre, 'di ka na babalik pa roon. Ibig sabihin magreresulta lang ito sa posibleng pagkalugi dahil pabawas ng pabawas ang mga kostumer. Maliban na lang kung aarkila ka ng magaling na cook. Pero mas maganda kung hands on ka sa lahat

ng aspeto ng negosyo mo. Para kontrolado mo ang lahat. Kaya't nararapat lang magsimula sa isang negosyong may alam ka o background kaysa sumabak sa isang negosyong 'di naman umaakma sa kakayahan mo.
PAGPAPLANO. Sa anumang negosyo mahalaga ang pagplaplano dahil kung wala nito ay wala ka ring deriksyon at presto bagsak agad ang negosyo! Anu-ano ba ang dapat isaalang-alang sa pagplaplano? Una, marketing - pumapasok na rito kung paano mo ipapakilala sa madla ang iyong negosyo. Kinakailangan mo ng ibayong promotion, maaaring mag-ads sa mga diyaryo, mamibay ng brochure atbp. Kung paano mo rin prepresyuhan ang produkto o serbisyo? Pag-aralan ang merkado para ibatay dito ang presyo. Huwag masyadong mataas at huwag din naman sobrang baba, 'yung tama lang. Planuhin din ang production. Sapat ba ang perang gagamitin sa pagpapatakbo ng negosyo? Ilan ang babayarang empleyado? Anu-ano ang mga makinaryang gagamitin? Magkano ang bayad sa upa sa puwesto at kung anu-ano pang gastos.

PAGKUHA NG PONDO. Ang pagkuha ng kapital ay dadalawang paraan lamang. Ito ay ang pormal at impormal. Sa pormal na paraan, nariyan ang mga bangko at iba pang institusyon na maaari mong paghiraman. Sa impormal naman, nariyan ang kamag-anak, kaibigan at kakilala na handang magpahiram ng walang interes. Sa pagnenegosyo ay mahirap iwasan ang pangungutang. Wala namang problema rito basta marunong ka lang magbayad para 'di masira sa pinagkakautangan. Kung ayaw mo namang mangutang aba'y dapat mayroon kang perang sadyang nakalaan sa iyong negosyo.

PAGSUSURI AT PAGTATAYA. Sa pagsusuri(evaluation) at pagtataya(assestment) ay malalaman mo kung kumikita ka nga ba o nalulugi na? Mahalagang pag-aralan kung saan ka nga ba nagkamali. Iwasan lang ang pagiging negative thinker para makausad. Sa pagnenegosyo may panahon talaga na matumal ang pagpasok ng pera. Pero kung may napunang mali ay agad na itama upang 'di na humantong sa pagsasara ng negosyo. Siyempre, dapat mo ring alamin kung ano ang naging bentahe ng iyong negosyo para lalo mo pa itong mapaunlad.

Tulad sa isang labanan, hindi ka maaaring makipaglaban ng hindi nagpaplano, ng walang istratehiya o armas na iyong gagamitin. Sa pagnenegosyo ay gayundin, ito ay kailangang mapaghandaan ng sa gayon ay hindi masayang ang iyong panahon, oras, trabaho at higit sa lahat ang iyong pera. Kaya't mahigpit na ipinapayo ng mga negosyante na kinakailangan mayroon kayong alam sa pagnenegosyo.

Inaanyayahan namin ang lahat ng mga Pinoy na gustong matuto at linangin ang kanilang kahusayan, upang ipagpatuloy ang pag-aaral, lalong-lalo na sa gustong makapag-tapos ng College, habang nagta-trabaho sa Kuwait. Maaari na kayong magpa-enroll ng Bachelor of Science in Business Administration (BSBA) major in Business Management o Business Marketing. Sa mga ganitong kurso ay malalaman natin kung papano patakbuhin ang sariling negosyo. Panahon na upang ipakita natin sa buong mundo na hindi lang magaling ang Pinoy bilang mga skilled-workers or skilled-laborers at domestic helpers. Ang Pilipino ay magaling din bilang entrepreneur.



# MAGTAWANAN TAYO

**(Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)**

Ni Issa Mohammad Tragua, e-mail: jorgetragua@yahoo.com

PEDRO: Galing ako sa doktor, nakabili na ako ng hearing aid. Grabe ang linaw ngayon nang pandinig ko!
JUAN: Wow, galing! Magkanong bili mo sa hearing aid?
PEDRO: Kahapon lang!

BOY: pag tayo na, magkasama nating haharapin ang mga problema.
GIRL: pero wala naman akong problema…
BOY: kasi nga hindi pa tayo.

KUNG nakukulitan ka sa mga saleslady na nagtatanong ng, "Ano po ang hinahanap nila?" – sabihin mo sa kanila, "Pagmamahal at pang-unawa."
Ewan ko na lang kung kukulitin ka pa nila!!!

DIEGO: Alam mo, pare, pangarap ko ring magkaroon ng Jaguar tulad ng tatay ko.
ARNEL: May Jaguar ang tatay mo?
DIEGO: Wala. Pero pangarap din niya.

Bagong pasok sa preso si Diego…
DIEGO: Sino ba ang naghahari-harian dito, ha?! Sino?!
BRUTUS: AKO! BAKIT?!
DIEGO: Gawin mo 'kong reyna!

Kapag ika'y nasaktan, lumaban ka.
Kung ika'y nabigo, bumangon ka.
Kapag ika'y gumulong sa hagdan at nakatingin sa 'yo lahat, huwag kang pahalata.
Tumayo ka at sabihin mo, "Pakialam n'yo?! Ganu'n ako bumaba, eh!"

BOY 1: tol, panget ba ako?
BOY 2: Panget nanay mo, panget tatay mo, tapos panget kapatid mo. Ano ka? himala?

Sabi Airforce: "No Guts No Glory!"
Sabi Marines: "No Retreat No Surrender!"
Sabi Army: "No Pain, No Gain!"
naks! ayaw patalo
Pinoy Security Guards: "No I.D. No Entry!"

Ama: Buntis anak ko, panagutan mo!
BF: May asawa na po ako!
Ama: Pano 'to?
BF: Areglo na lang po... 2 M pag Boy, 2.5M pag Girl
Ama: Ok, pero pag nakunan. GIB HER ANADER CHANS ha?

Teacher: Sino pumatay kay Magellan, may initial na LL?
Student: Lito Lapid?
Teacher: Inuulit ang pangalan nya...
Student: Lito Lito?
Teacher: Mahaba buhok nya!
Student: Lot Lot?
Teacher: Madami sila...
Student: Lot Lot And Friends?

Farmer: lalaki na talaga ang aking anak kasi magsasaka na, "ano ang plano mong itanim sa sakahan mo anak?"
Anak: flowers papa! lots of Bongacious Flowers!!

Prospective Employer to Applicant: " So why did you leave your previous job?"
Applicant: " The company relocated and they did not tell me where!"

Sweethearts watchin' da sky...
GUY: ano ang horoscope mo?
GIRL: anong huruskup?
GUY: yung bang kapalaran mo, katulad ko, CANCER..
GIRL: ah, sa akin ALMURANAS!

TITSER: who can make a sentence then translate it in tagalog?
PUPIL: my titser is beautiful, isn't she?
TITSER: very good, translate it in tagalog.
PUPIL: ang guro ko ay maganda, maganda nga ba?

Hello! Heto na naman ako. Gulung-gulo ulit ang isip ko. May nais lang sana akong itanong sa inyo. Alam ko matutulungan niyo ako. Ang BIRDS FLU ba ay past tense ng BIRDS FLY?



# PAG-ARALAN ANG ARABIK

Ni Usta. Halima Mantawil
Head, Women Section, KPCCenter

## Lesson 33

| Ang kahulugan sa Tagalog | Pagsasaling titik | Magkakasama na titik ng salitang Arabik |
|---|---|---|
| ASAWANG LALAKI: Ano ba ang naka-handa? Isda, karne, manok, kanin at mga prutas. Napakarami naman yan! | AZ-ZAWJ: Ma haza ?! samak wa lahm wa dajaj wa aroj wa fakiha haza katheeron jiddan! | الزوج: ماهذا ؟! سمك ولحم ودجاج وارز وفاكهة! هذا كثير جدا. |
| ASAWANG BABAE: Huwag ka munang kumain… Huwag ka munang kumain. | AZ-ZAWJA: La ta'kol … La ta'kol | . الزوجة : لا تأكل ... لاتأكل |
| ASAWANG LALAKI: Bakit? Gutom na ako | AZ-ZAWJ: Limaza? Ana jaw-an | .الزوج : لماذا ؟ أنا جوجان |
| ASAWANG BABAE: Meron tayong mga bisita. | AZ-ZAWJA: Ladayna duyuf. | الزوجة :لدينا ضيوف |
| ASAWANG LALAKI: May mga bisita tayo, sino sila? | AZ-ZAWJ: Ladayna duyufu, man? | !الزوج : لدينا ضيوف من؟ |

| | | | | | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|
| ر Raa | ذ Dhaal | د Daal | خ Khaa | ح Haa | ج Jeem | ث Thaa | ت Taa | ب Baa | أ Alif |
| ف Faa | غ Ghaieen | ع Aieen | ظ Zaa | ط Taa | ض Daad | ص Saad | ش Sheen | س Seen | ز Zaa |
| | ى Yaa | ي Yaa | ه Haa | و Waaw | ن Noon | م Meem | ل Laam | ك Kaaf | ق Qaaf |

*Para sa mga Filipinong nais mag-aral ng LIBRENG Arabik, tumawag lamang sa KPCCenter, 24712574 or 24756796 extentions 116 sa mga babae, at 102 sa mga lalaki.*



# MINDANAO: ANG PARAISO SA LUPA

*Ni Ust. Abubaidah Salud Satol*
*Translator/News Editor*
*Ministry of Information*
*Kuwait*

*Pambungad*

*Sa ngayon mga kababayan, ating balikan ang kasaysayan at pangkalahatang paglalarawan sa iba't-ibang lalawigan ng Mindanao, kultura, produkto at iba pang mga bagay na mayroon ang isla, upang lubos nating mauunawaan kung bakit tinawag ang Mindanao na Paraiso sa ibabaw ng Lupa.*

*Ang salitang Mindanao ay tumutukoy sa isla, na gaya ng nakaraan nating talakayan. Sa wikang Maguindanaon, ito ay hango sa salitang (Danaw o Sanaw), na ang ibig sabihin ay "baha" na dinagdagan ng unlaping (Min), na ang kahulugan ay isang nakalipas na pangyayari. Samakatuwid, ang Mindanao ay tumutukoy sa isang malawakang pagbaha sa isla noong panahon.*

*Ayon sa kasaysayan, ang tanging lugar na tinitirahan ng mga tao noon ay ang paligid ng ilog na Rio Grande de Mindanao o Pulangi river, lalo na sa dating Slangan na sa ngayon ay tinawag na Cotabato City. Ito ay matatagpuan sa lalawigan ng Maguindanao, kung saan naka-base ang kauna-unahan at pinakamalaking Kaharian; ang Sultanate of Maguindanao.*

*Alinsunod sa ebidensyang ipinakita sa mapa na iginuhit sa pagitan ng ika-labing pito at ika-labing walong siglo, nagpapahiwatig ito na ang kaharian ay sumasakop sa halos buong isla. (ITUTULOY)*





*Ni Abdullah Joselito Tabing*
*Da'iyah, KPCCenter*

# Kalusugan at Mga Halamang-Gamot

*Ang kalusugan ay isang responsibilidad ng bawat isa sa sarili at sa kapwa. Pangalagaan ang iyong kalusugan para sa kapakanan mo at ng iyong pamilya. Huwag rin ikompromiso ang kalusugan ng kapwa sa pamamagitan ng mga bagay na hindi nakakabuti sa katawan gaya ng paninigarilyo at drugs. Isa ka ba sa mga taong bukang-bibig ang "Uminom ka ng gamot?" O di naman kaya ay konting sakit lang na maramdaman ay pupunta na ng hospital? Mahalaga na mabatid natin ang simpleng paggamit ng mga halamang gamot.*

*Banaba (Lagerstromia speciosa). Ang banaba ay isang punong matatagpuan sa mga isla ng Batanes, Luzon, Palawan, Mindanao at Sulu. Ito ay malimit itinatanim sa mga kabahayan sa Maynila dahil sa magaganda nitong mga bulaklak. Sikat ang banaba bilang pangontra sa diabetes mellitus. Inihahanda ang mga dahon nito bilang tsaa at ipinaiinom sa mga may mataas na blood sugar. Dagdag dito, nakatutulong din daw ang banaba sa pagpapababa ng lagnat at paglunas sa suliranin ng pagtatae o diarrhea.*





*ni Ust. Mohammad F. Sumaway*
*Da'iyah, KPCCenter*
*Kuwait*

# Malinis na Pagkain at Kabuhayan Para sa Lahat

Ang pagkaing malinis at mainam na kabuhayan ay nakatalaga sa Islamikong pamayanan, mula sa maayos at magandang paghahanap-buhay. Ang Islamikong pamahalaan ay may nakalaan na mabuting gawain para sa mga mamamayan para sa kanilang pangangailangan sa buhay. At ang mga taong hindi na kayang maghanapbuhay, mga matatanda, mga may kapansanan, may karamdamang hindi na gagaling, at ang mga naulila sa mga ama, ay dapat paglaanan ng pamahalaang Islamiko ng kanilang kabuhayan. Ang mga Zakah at kawanggawa ay nararapat sa mga ganitong uri ng tao na hindi na makapaghanap-buhay. Ang Zakah at mga kawanggawa ay kumakatawan bilang mekanismo sa panlipunang pagkakaisa ng mga mamamayan sa Islamikong pamayanan. Ang Zakah at kawanggawa ay mga tungkulin at kusang pagbibigay mula sa mga mayayaman at mga may kakayahan at ibinibigay ito sa mga tunay na mahihirap at nangangailangan sa pamayanan. Ito ay batay sa Hadith ng Propeta ng Allah (saw) bilang payo sa kanyang kasamahan na si Muaadh bin Jabal (ra) samantalang inuutusan siyang pumunta ng Yemen upang ipalaganap ang Islam (Dawah- layuning mag-aanyaya sa Islam): *"Sabihin mo sa mga mamamayan ng Yemen na ipinag-uutos ng Allah na magbigay ng tulong, ilang bahagdan mula sa kanilang mga kayamanan bilang Zakah at Sadaqah (kawanggawa). Ang Zakah ay mula sa mga mayayamang mamamayan na kasapi ng kanilang pamayanan at ibinibigay sa mga mahihirap at sa mga taong nangangailangan.*"(Iniulat ni Muslim)

Karagdagan dito, ang mga ibang kusang loob na kawanggawa at tulong o handog at mga salaping nakalaan dito ay ibinibigay ng taos-puso sa mga mahihirap na mamamayan, na may tanging layunin upang bigyang kasiyahan at lugod ang Allah. Ang pahayag na ito ay batay sa Hadith ng Propeta ng Allah *(saw): "Sino man sa mga taong nakatira sa isang Islamikong pamayanan at hindi binigyang pagpapahalaga ang kanyang kapwa na nagugutom (nagdarahop) siya ay hindi itinuturing ng Allah at ng Kanyang Propeta bilang tunay na Muslim.*" (Mosnad Ahmad)

Ang mga mahihirap at ang mga dukhang mamamayan ay may karapatang bigyan ng tulong mula sa Kaban ng Muslim na Lipunan (Bait-al-Mal AI Muslimeen). Ang paglalahad ng aral na ito ay batay sa Hadith ng Propeta ng Allah (saw): *"Ang sinumang may naiwanang yaman upang ipamana ay nararapat ibigay sa kanyang mga tagapagmana (heredero). Ngunit yaong mga taong iniwang mahihirap na miyembro ng pantilya, ang Allah at ang Propeta ang magkakaloob ng mga pangangailangan nila."* (Iniulat ni Imam Bukhari)

[Mula sa aklat "Ang mga Karapatan ng Tao sa Islam," ni Abdul-Rahman Al-Sheba]

# BASA A MORO

*Inisulat ni Usta. Pahima Guiabal*
*Da'iyah, Cultural Field Worker*
*KPCCenter, Women Section*
*Kuwait*

**مقياس سلامة الأسرة وأصالتها**

So tmboan ko kabara bahagi ndo ka kapiya o Tiwalayan

**ومقياس سلامة الأسرة وأصالتها لا يكون بجانب المادية الدنيوية فقط كصحة البدن ومستوى السكن والغذاء واللباس ، ولكن أسباب القوة والأصالة تتمثل أول ما تتمثل في التزام أفراد الأسرة بالإسلام عقيدة وعبادة وأخلاقا وأدبا ومعاملات ،يهيمن الإسلام عل حق الأسرة تماما ، في كل صغيرة وكبيرة في علاقة أفراد الأسرة مع بعضهم بعضا في اتباع هدى الرسول صلى الله عليه وسلم في أعمال اليوم والليلة .**

**فنرى الأب يقوم بواجبه نحو زوجته وأبنائه ، وكذلك الأم تقوم بواجبها نحو زوجها وأبنائها وكذلك الأبناء يقومون بواجبهم نحو أبيهم وأمهم من البر والإحسان**

So tmboan ko kapia a pamilya ndo kalilintadin na di kaadn sabap bo sa Kadakl a tamok ،ataw kapiya walay،kadakl a balgkas . ogaid na ya sabapan a kapiyanin ndo kalintadin na yadn paganayan na so kanggolalan o mbinabatan ko pamando no islam ،paritiyaya، simba ،palangayan . kambamatan so islam ko paido masla a kapamagiktan ilan a mga ka wagib،makaonot silan ko totoro no Rasulullah S.A.W. mailay so Ama sa makatonay nin sokawagib lon ni kaloma nin ndo so mga wata nin. So Ina na maito bon maka tindgin so kawagib lon ni ka lomanin ndo so mga wata nin، so mga wata na maka tunay nilan so kawagib kanilan o duwa luks nilan **والمرأة الصالحة عماد الأسرة المسلمة ، وركنها الركين وأساسها المتين ، وهي متعة الحياة الأولى في حياة الرجل ، بل هي خيرمتاع له في الحياة0**

So Babay a Mapiya (Saliha)na polaos o Pamilya Muslim،ndo skanin ipinaka mapiya kasangkapan o mama ko dalm a oyag oyagin . **قال رسول الله صلى الله عليه وسلم : ( الدنيا متاع وخيرمتاعها المرأة الصالحة)** Pitaro no Rasulullah s.a.w(So Donya na Kasangkapan yalabi a mapiya kasangkapan lon na so Babay a sa'liha .

**وعن النبي صلى الله عليه وسلم ( ما استفاد المؤمن من بعد تقوى الله خيرا له من زوجة صالحة إن أمرها أطاعته وإن نظر إليها سرته وإذا أقسم عليها أبرته وإن غاب عنها نصحته في نفسها وماله ) 0**

Nakapon kano Nabi Mohammad S.A.W. (Dala makanggona ko Momin oliyan o kagirk sa Allaho Taa'la labi ikapiyanin salkanin pon ko ka loma a mapiya (Saliha ) pabila ka sogonin

na paginogotanin، amay ka ilainin na mapakalilini nin، pabila makazapa na pamiya piya nanin، amaika matagakin na ipanotomanin a babay ko ginawanin si kalomanin ndo so tamok ni kalomanin .)



*Inisulat ni Ust. Muslimin Palami Bhiruar*
*Public Relation & Information*
*KPCCenter, Kuwait*
*e-mail: aymus8118@yahoo.com.*

*43. (RABBI AWZI'NEY AN ASHKORA NI'MATAKA ALLATIY AN-AMTA ALAYYA WA ALA WA-LIDAYYA WA AN A'MALA SSA-LIHAN TARDA-HO,WA ADKHILNEY BIRAHMATIKA FI EBA-DIKA ASSALIHEEN)*
*"O Kadnanko na baloy akongka sa kadsukorangko so manga limo a inipangalimowanengka raki ,ago so manga limo a inipangalimowanengka ko dowa a luk'sko , ago makanggalbek ako sa mapiya galbek a kasuwatanengka , ago pakaludepen akongka sabap ko limongka sa maped ako ko manga tao a mangapipiya "*

*44. (RABBI NAJJINEY MINAL QAWMI AZZALIMEEN)*
*"O Kadnanko na ilipos akongka ko manga tao a salembuten "*

*45. (RABBI HABLEY MINASSA-LIKHEEN)*
*"O Kadnanko na baloy akongka ko manga tao a mangapipiya"*

*46. (ALLAHOMMA FA-TIRI ASSAMA-WA-TI WAL ARDHI, A-LIMIL GAIBI WASSHAHADATI ANTA TAHKOMO BAINA EBA-DIKA FIYMA KA-NO FIYHI YAKHTALIFOWN)*
*"O Kadnanko a miyombal ko pito lapis a langit ago miyombal ko pito sempad a lupa, ago katawaniyan so digkatawan a misosolen ago so pedsaksi, O Kadnanko na S'kaman I phangokom ko manga oripenengka sayako diran phamagayonan"*

*47. (WA OFAWWIDHO AMREY ILLAWLLAHI, INNAWLLAHA BASSEYRON BIL-EBA-D)*
*"Saki na ipembowangko so lango manggolako roko Allah, ka sabensabenar so Allah na phagelaenyan so manga oripen niyan "*

# BISAYA

## *ANG ESPESYAL NGA GAMIT SA APOSTROPE SA BINISAYA*

*Ni Sister Sarah Mailyn Rodriguez*

*Ang 'apostrope' (apostrophe) nga sa komun (English standard) nga gamit nagpadayag o nagtimailhan sa mga letra nga giwagtang (omit) o gidugtong (contract) wala na gamita sa Bisaya o Binisaya gumikan (tingali) sa kadaghang omission ug contraction diha sa Binisayang han-ay nga makahasol kaayo sa pagsulat ug bisan sa panan-aw. Gawas pa, gumikan sa kadaghan niini diha sa Binisaya, sagad hinuon nga dili na ma-consistent sa paggamit. (Angay timan-an nga ang mga partikulo, preposisyon, panugtong kun conjunction, ubp. mahimong idugtong {contract} pagsulat sa atong pinulongan.)*

**Matikdi:**

*Standard : Iya'ng gidali-dali'g habhab ang isda'ng tinap-anan.*
*Sa Karon : Iyang gidali-dalig habhab ang isdang tinap-anan.*
*Gigikanan: Iya nga gidali-dali og habhab ang isda nga tinap-anan.*

**Ang laing gamit sa apostrope**

*Sa bag-ong paagi, ang apostrope gigamit gihapon apan isip timaan na lang sa painat nga litok sa gimubong mga pulong (shorten) nga nagtapos og katingog (consonant).*

**Pananglitan:**

*salag-- nga litokong "sa'g"*
*halas-- nga litokong "ha's"*
*pulong--ngadto sa "pu'ng"*
*palad-- nga litokon nang "pa'd"*
*balay-- litokong "ba'y"*
*tulog-- ngadto sa "tu'g"*
*ulod -- ngato sa "u'd"*
*madam-- ngadto sa "ma'm" (dili na "ma'am". Hinuon, kon ipabilin kini sa iyang orihinal isip pulong langyaw (English), nan, ang "ma'am" maoy masunod.)*

*Apan, sa mga painat nga litok sa gimubong pulong (shorten) nga nagtapos og patingog (vowel), ang apostrope dili na usab gamiton.*

**Pananglitan:**

*wala -- nga litokong "wa"*
*dili -- nga litokong "di"*
*pulo (island)-- ngadto sa "pu"*

**Ang kanhing kombensiyon**

*Kaniadto, naandan kining sulaton pinaagi sa pagpabilin sa usa ka patingog (vowel) ug ang konsonant lang ang giwagtang sama sa: madam-- nga nahimong "ma'am", malala nga gihimong "mala'a", "pulo" ngadto sa "pu'o", ubp.*

*Apan namatikdan namo (base usab sa komento sa mga magbabasa sa Bisaya) nga kining maong kombensiyon dili tukma diha sa konsepto sa gisagop natong alpabeto sanglit, base niini, pagabasahon man gayod nato ang matag letra (a, e, i, u, o). Nga tungod niini, ang "ma'am" basahon na nuong "ma-am", ang "mala'a" hisaypan pagbasa nga "mala-a", ang "wala" kuyawg mahimong "wa-a". (E.S. Godin)*

# BISAYANG JOKES

*LAWYER: Who stabbed you?*
*JUAN: pre, wa jud ko kasabot, binisay-a daw beh*
*PEDRO: sus oi! Kinsa daw si Tabio!!*

*Si Juan, hastang hubuga, nanawag kay Pedro nangayog tabang--*
*KRING! KRING!*
*PEDRO: hello bay?*
*JUAN: bay magpatabang ko sa imu, ako ray isa diri, ma-malihog kug tulak ky dili jud mu andar.*
*Naluoy si Pedro, nag-ilis, nigawas sa balay, ug nanawag ug balik.*
*PEDRO: bay, naa nako sa gawas, asa man ka?*
*JUAN: naa ko diri sa park, ganina pajud ko diri di jud mu andar ang duyan.*

*TATAY: Anak pagpalit ra gud didto sa tindahan ug itlog... sabaka ha aron di mabuak..!*
*"after 12 hrs"*
*TATAY: O..! anak nganung karon raman ka kaabot.? hain naman ang itlog na akong gisugo nimo?*
*ANAK: Pastilan pud nimo tay oi, nahurot naman nako ug libot tanan tindahan, wa man silay baligya nga itlog sa Baka!!! puro man itlog sa manok!*

*TATAY: pag palit didto ug karning baka. Isa ka tiil kuhaa...*
*ANAK: tiil tay..?*
*TATAY: O*
*Taod2x abot ang anak.*
*ANAK: diara tay*
*TATAY: Ulo man lagi na sa baka.*
*ANAK.: nangutana bitaw ko kon tiil. Ingon man ka O... Di nagpalit kog O.*

*BF: Honey, mura kag Selecta, you're so yummy!*
*GF: Aw, ikaw babe mura kag Krispy Kreme, you're so sweet!*
*BF: Kanindot, ikaw mura kag Starbucks, so addictive!*
*GF: Ikaw mura kag Jollibee, langhap sarap.*
*BF: Mura kag Mang Inasal, affordable.*
*GF: Haha. Mura kag pongko2, slightly dirty.*
*BF: Ikaw mura kag pinirito, oily!*
*GF: Mura kag sinugba, negro!*
*BF: Mura kag buwad, parehas mog baho!*
*GF: Mura kag inun-unan, parehas ka aslum sa imong bugan!*
*BF: Ikaw ginamos!*
*GF: Ikaw bugok nga itlog!*
*BF: Pan-os ka!*
*GF: Sinuka sa hubog!*
*BF: Tae!*
*GF: Buwag nata!*
*BF: Maypa!*

# *Pinoy Directory Kuwait*



**Jgs Kabayan Online Store**
*Find us @ facebook*

**Roselou Beauty Products**
*Perfumes, Garments, Cosmetics*
*Shop 29, Mezzanine Floor,*
*Megatheer Mall*
*Farwaniya, Kuwait*
*Tel. No. 24712988*

**Sister's Collection & Beauty Products**
*Basement, Hotline Billiard, Salhiya Tower*
*Opposite KFC (Kentucky Fried Chicken)*
*Contact: Ms. Rhoda Tel. 60932262*

**Whole Care Home Medical Care Services**
*Second Floor, Office No. 127*
*Qais Al-Ghanim Bldg.*
*Block 7, Makka St., Fahaheel*
*Contact: Arlene 'Dalal' Custodio*
*Telephone Nos. 23915779*
*97983200 Dalal*
*55181951 Joan*

**Mario's Restaurant Kuwait**
*Fahaheel near NBK behind Al Baha store*
*Telephone No. 23916677*

**Dra. Emily Zapanta**
**Filipino Pediatrician**
*Al-Sayegh Clinic*
*Mangaf Coastal Road*
*Opposite Fahaheel Sea Club*
*Email: info@alsayeghclinic.com*
*Telephone No. 65845687*

**ICSA-CITC Computer Institute**
*8th floor, Panasonic Tower*
*Behind KFC, Maliya, Kuwait City*
*Email: info@icsa.us*
*Website: www.icsa.us*
*Tel. Nos. 22403408, 22467301*
*99302850, 96621592, 66001263*

**Philippine Embassy Kuwait**
*Block 6, Villa No. 153*
*Nouman Bin Basher St. corner Damascus Road*
*Faiha Area*

# Video Showing @ KPCCenter - Men Section

Program Coordinator: Bro. Ahmad Yusuf Ullessis Abaya











## IMPORTANT ANNOUNCEMENT

**PAALALA SA LAHAT NG APLIKANTE**

**ANG MGA HINDI NAKAKUHA NG PASAPORTE MAKALIPAS ANG ANIM (6) NA BUWAN MULA SA ARAW NG PAGKALOOB NITO AY IPAPAWALANG BISA (CANCELLED) ALINSUNOD SA UTOS NG KAGAWARAN BILANG 37-03**




**Office of Consular Affairs at Philippine Embassy, Kuwait**